Filipino

# PAG-USAPAN PO NATIN!

www.pagusapan.com

البشرى

مجلة لنتحاور - ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية

Year 6, Issue 56, Mar - Apr 2013 IPINAMIMIGAY NG LIBRE

العدد ٥٦ - مـارس ٢٠١٣ م

## The WonderLand of Socotra

## Laganap Ang Kawalang-Katapatan

## Praktikal na Maging Tapat






# Pinoy Directory Kuwait

**PHILIPPINE EMBASSY KUWAIT**
Faiha Area, Block 6, Villa No. 153
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport
Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry
Tel. 22528422 ext. 2001 operator
Fax: 22511805
www.philembassykuwait.gov.kw

**POLO (Phil. Overseas Labor Office)**
Faiha Area, Block 6, Villa No. 152
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Hotline: 995-58527
Tel. 22528433, 22525082
Email: polokuwait2012@yahoo.com
Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com

**COMPUTER SCHOOL**

**ICSA-CITC Computer Institute**
8th Floor, Panasonic Tower
Behind KFC, Maliya, Kuwait City
Tels. 22467301, 22403408
99302850, 96621592, 66001263
Email: info@icsa.us
Website: www.icsa.us

**FILIPINO PEDIATRICIAN**

**DR. EMILY ZAPANTA**
Al-Sayegh Clinic, Mangaf Coastal Road
Opposite Fahaheel Sea Club
Tel. 65845687
Email: info@alsayeghclinic.com

**PINOY CARGO/FORWARDER**

**CEBUANA GULF Express Cargo**
12 Al-Aziziya, Al-Asfour-2 Complex
(Back of Sultan Center), Mangaf, Kuwait
Tels. 23717182, 66610870, 69900554, 55775199
Contact: Ms. EVA
Email: cebuanagulfcargo@yahoo.com

**LBC Express (Hari ng Padala!)**
Fahad Al-Salem St., Block 13, Shop 28 Basement
Coupon 1, 2, 3, Alsalhiya, Kuwait City
Tel. 22461522
Contact: RIAN JAY BANAGA (Team Leader-Kuwait)
Mobile: 51102610
Email: rpbanaga@lbcexpress.com

**EZ Cargo Co.**
Door to Door Services
PHILIPPINES – ETHIOPIA - INDONESIA
Air freight/Sea Freight
Kuwait, Shuwaikh (Al-Fahm Roundabout)
Tel. 24911088, Fax:24927099
Email: ez.cargo@yahoo.com
Contact: ERIC (965)97207409

**United Express Cargo**
Jleeb - Office No.5, Grnd Flr., Muta'ab Complex, Opp. Jleeb Telecomm., Block 7+8
Fahaheel - Mez. Flr. Office No.21, Mughal Mahal Bldg., Behind Center Point, Beside Masjid
Marlyn Marzo 60915098 - 99908277 - 66055758

**PINOY SHOPS**

**SISTER'S COLLECTION & BEAUTY PRODUCTS**
Basement, Hotline Billiard, Salhiya Tower
Opposite KFC – Kuwait City
Contact: Ms. RHODA
Tel. 60932262

**JGS KABAYAN Online Store**
Bags, T-shirts, Health & Beauty Products, etc.
www.facebook.com/jgs.kabayan

**BACLARAN SALHIYA**
For Shoes & Bags
B.15, Basement, Salhiya Tower, Kuwait City
Tel. 22436473
www.facebook.com/baclaran.salhiya

**ROSELOU BEAUTY PRODUCTS**
Perfumes, Garments, Cosmetics
Shop 29, Mezzanine Floor, Megatheer Mall
Farwaniya, Kuwait
Tel. 24712988

**WHOLE CARE HOME MEDICAL CARE SERVICES**
Second Floor, Office No. 127
Qais Al-Ghanim Bldg.
Block 7, Makka St., Fahaheel
Contact: Arlene Dalal Custodio
Tel. 23915779, 97983200-Dalal, 55181951-Joan

**PANGASINAN STORE**
All kinds of Filipino Food & Cosmetics
Farwaniya, Block 3, St. 111, Al-Othman Comp.
Tel. 66774527, 24747785

**PINOY RESTAURANTS**

**MARIO'S RESTAURANT**
Fahaheel (near NBK, behind Al-Baha Store)
Tel. 23916677

**PINOY ENTREPRENEURS**

**CLASSIC HERBS INTERNATIONAL CO.**
(CHIC International) Instant Negosyo
Office No. 10, Mezzanine Floor
Jollibee Bldg., Kuwait City
Contact: Gerben Gumapac
Tels. 66454291, 55884342, Viber 69996079

**AIMGlobal Products, C24/7, Complete, etc.**
ALLIANCE IN GLOBAL (Nature's Way)
Rockstars – Dream Team Alliance
Contacts: Rodel Mustapha – 50590709, 99983664
Romel – 60099488, 99256128
JoeyTabs – 66482289 (Farwaniya)
Al Sali – 66401232, 65559367
Bhilie Abdullah – 50911129 (Jahra)
Ullessis - 55539031

**Forever Living Products**
Sis. Hajar - 65767679

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari

General Director
Khalid Abdullah Al-Sabea

Editor
Ullessis Faeldin Abaya, Sr.

Columnists:
Joselito Tabing
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Sis. Sarah Mailyn Rodriguez
Sis. Elisea Um Ismael Vallado
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Photography
Alvin Baltazar
Gervin Callo
Laurencio Bulosan, Jr.

PUBLISHED BY
Kuwait Philippine Cultural Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com







Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.

Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa: pagusapan@gmail.com




















# LAGANAP ANG KAWALANG-KATAPATAN

**Ang karanasan ni Danny ay pangkaraniwan na lang ngayon. Sa buong daigdig, laganap ang kawalang-katapatan.**

Si Danny ay nagtatrabaho sa isang malaking trading company sa Hong Kong. Nang bumisita siya sa pabrika ng isang potensiyal na supplier na gagawa ng mga produkto para sa kanila, sinabi niya na baka hindi nito maabot ang standard ng kompanya nila. Habang naghahapunan, may iniabot na sobre kay Danny ang manedyer ng pabrika. Nang buksan ito ni Danny, may laman itong libu-libong dolyar na katumbas ng isang taon niyang suweldo – sinusuhulan siya!

Ang karanasan ni Danny ay pangkaraniwan na lang ngayon. Sa buong daigdig, laganap ang kawalang-katapatan. Halimbawa, ipinakikita ng mga dokumento sa korte na sa pagitan ng 2001 at 2007, umabot ng 1.4 bilyong dolyar ang isinuhol ng isang malaking kompanya sa Germany para makakuha ng mga kontrata.

Bagaman nakagawa na ng ilang reporma dahil sa mga iskandalo na nagsasangkot sa malalaking kompanya, waring patuloy na lumalala ang sitwasyon. Ayon sa pag-aaral na ginawa ng Transparency International noong 2010, "tumindi ang korupsiyon nitong nakaraang tatlong taon" sa buong daigdig.

Bakit laganap ang kawalang-katapatan? Praktikal bang maging tapat? Kung oo, paano ito magagawa?

# Ang Panggigipit Na Maging Di-Tapat

"Hindi na uso ang pagiging tapat sa negosyo, at ang nagsisikap na maging tapat ay tiyak na mabibigo." – Stephen sa USA

SANG-AYON ka ba sa negatibong pananaw na iyan? Totoo naman, kadalasan nang may pakinabang sa pandaraya – kahit na pansamantala lang. Dahil diyan, ang mga nagsisikap na maging tapat ay nalalagay sa alanganin sa sumusunod na mga kalagayan.

TUKSONG MANDAYA. Sino ba naman ang ayaw magkaroon ng maraming pera o mga luho sa buhay? Kaya kapag may oportunidad na kumita nang malaki sa maling paraan, parang mahirap itong palampasin. "Ako ang pumipili ng mga kontratista para sa kompanya namin. Marami ang nanunuhol. Napakalakas ng tuksong magkapera nang walang hirap." - Franz sa Middle East.



**Kapag may oportunidad na kumita nang malaki sa maling paraan, parang mahirap itong palampasin.**

PANGGIGIPIT NA KUMITA NANG MAS MALAKI. Dahil sa pagbagsak ng ekonomiya kamakailan, labis na naapektuhan ang mga negosyo sa buong daigdig. Kailangan din nilang makipagsabayan sa mabilis na pagbabago sa teknolohiya at tumitinding local at internasyonal na kompetisyon. Baka nadarama ng ilang empleyado na kailangan nilang mandaya para lang maabot ang mga tunguhing itinakda ng may-ari at manedyer. "Naisip naming na kailangan naming gawin iyon… Dahil





**Pero kadalasan na, iniisip ng mga taong nandadaya na tapat pa rin sila.**

kung hindi, babagsak ang kompanya." –Reinhard Siekaczek, naaresto dahil sa panunuhol. –The New York Times.

PANGGIGIPIT MULA SA IBA. May mga pagkakataong baka sabihan ka, o pilitin pa nga, ng mga katrabaho o customer na mandaya. "Sinabihan ako ng manedyer ng isang malaking kompanya, na kliyente namin, na hindi na siya makikipagtransaksiyon sa amin kung hindi ko siya bibigyan ng 'parte sa transaksiyon' – sa madaling sabi, kickback." –Johan, South Africa.

KULTURA. Sa ilang kultura, kaugalian na ang pagbibigayan ng regalo kapag may transaksiyon. Depende sa sitwasyon at sa laki ng regalo, maaaring mahirap masabi kung malinis o hindi ang isang transaksiyon sa negosyo. Sa maraming bansa, nanghihingi ng pera ang tiwaling mga opisyal bago nila gawin ang kanilang trabaho at handa silang tumanggap ng bayad kapalit ng espesyal na serbisyo. "Hindi madaling malaman kung ang ibinigay ay tip o suhol." –William, Colombia.

SITWASYON NG BANSA. Pinakamatindi ang panggigipit sa mga nakatira sa mga lugar na napakahirap ng buhay o sa mga lugar na may kaguluhan sa lipunan. Sa gayong mga kalagayan, maaaring ituring na hindi mahusay maglaan sa pamilya ang mga ayaw mandaya o magnakaw. "Ang pandaraya ay itinuturing na normal, kailangan, at okey lang basta hindi ka mahuhuli." –Tomasi, Congo Kinshasa.

KUNG BAKIT NAWAWALA NA ANG KATAPATAN. Malaki ang epekto ng panggigipit na maging di-tapat. Ayon sa isang surbey sa mga manedyer sa Austrlia, 9 sa bawat 10 na sinurbey ang nagsabi na ang panunuhol at korupsiyon ay "mali pero di-maiiwasan." Ang mga sinurbey ay nagsabi na handa nilang kalimutan ang kanilang prinsipyo makakuha lang ng kontrata o kaya ay kumita ang kanilang kompanya.

Pero kadalasan na, iniisip ng mga taong nandadaya na tapat pa rin sila. Paano? Ganito ang ulat ng Journal of Marketing Research: "Nandadaya ang mga tao para kumita pero dinadaya rin nila ang kanilang sarili dahil ipinapalagay pa rin nila na sila ay mapagkakatiwalaan." Para hindi makonsiyensiya, pinagagaan o kaya ay ipinagmamatuwid ng mga tao ang kanilang ginagawa.

Halimbawa, ang kawalang-katapatan ay maaari nilang tukuyin gamit ang mga salitang hindi gaanong pangit pakinggan. Ang pagsisinungaling o pandaraya ay tinatawag na "shortcut" o kaya ay "pakikipagkompetensiya"; ang suhol naman ay "pabor" o "pampadulas."

Pinabababa naman ng iba ang kanilang pamantayan ng katapatan para ipagmatuwid ang kuwestiyunableng gawain. Ganito ang obserbasyon ni Tom, na nagtatrabaho sa isang pinansiyal na institusyon: "Iniisip ng mga tao na tapat pa rin sila basta nalulusutan nila ang batas, at hindi na mahalaga kung ano ang totoo." Sinabi ni David, dating business executive: "Hinuhusgahan ang pandaraya kapag nabisto, pero okey lang kapag nakakalusot ang mga nandadaya. Itinuturing pa nga silang 'maabilidad.'"

Sinasabi pa nga ng marami na kailangang mandaya para magtagumpay. Ganito ang sabi ng isang matagal nang negosyante: "Madalas sabihin ng mga taong ayaw magpatalo, 'Kailangan mong gawin ang kahit ano para makuha ang trabaho.'" Pero totoo bay an? Hindi kaya 'nililinlang nila ang kanilang sarili sa pamamagitan ng maling pangangatuwiran'? Isaalang-alang ang praktikal na mga pakinabang ng pagiging tapat na tatalakayin naman sa kasunod na artikulo.



# Praktikal na Maging Tapat

KAILANGAN ba talagang mandaya para magtagumpay sa paghahanapbuhay? Hindi. Sa katunayan, madalas na ang nandaraya mismo ang talo. Bakit? Dahil may pakinabang sa pagiging tapat. Ang matapat ay pinagkakatiwalaan, at mahalaga ito sa pangmatagalang tagumpay.

## Ang Kahalagahan ng Pagiging Mapagkakatiwalaan

Ang reputasyon mo bilang taong tapat ay nakaaapekto sa iyong tagumpay – alam mo man o hindi. Pinatutunayan iyan ng karanasan ni Franz, na sinipi sa naunang artukulo. "Noong bago pa lang ako sa trabaho," ang sabi niya, "hindi ko alam na sinubok pala ng mga boss ko kung tapat ako. Nang bandang huli ko na lang nalaman na nakapasa ako. Dahil diyan, binigyan ako ng dagdag na responsibilidad at hindi gaanong hinigpitan. Binigyan din nila ako ng reward. Alam kong may ibang empleyado na mas mahusay kaysa sa akin at mas matalino pa. Pero sa tingin ko, hindi nila ako aalisin sa kompanya dahil nagtitiwala sa akin ang mga boss ko."

## Iwasan ang Kuwestiyunableng Transaksyion

Si David, ang businessman na sinipi sa unang artikulo, ay nagsabi: "Habang tinitingnan ko ang mga indibiduwal na lumalabag sa tuntunin para sa pansamantalang pakinabang, naiisip ko, 'Sisingilin din sila sa bandang huli.' Sa ibang salita, tiyak na may lilitaw na problema kapag ang isa ay nandaya. Tinanggihan naming ang maraming oportunidad na kuwestiyunable. Marami sa mga kompanyang nasangkot doon ay wala na ngayon, at nademanda pa ang ilang indibiduwal. Naiwasan ng kompanya namin ang gayong trahedya.

Noong sinimulan ni Ken ang pagtatayo ng isang rantso ng baka sa timog-silangang Aprika, puwede sana niyang suhulan ang mga opisyal para mapabilis ang pag-aangkat ng mga produkto at makaiwas sa pagbabayad ng buwis. Sinabi niya: "Iyan ang karaniwang ginagawa ng maraming may-ari ng bakahan. Pero dahil hindi kami nandaya, inabot ng sampung taon bago naming napatakbo nang husto ang aming rantso. Sulit ba iyon? Oo! Ang mga nanuhol ay patuloy na kinulit ng tiwaling mga opisyal para magdagdag ng lagay."

## Pagiging Tapat sa Kabila ng Mahinang Ekonomiya

Kapag ang isang negosyo ay nanganganib na bumagsak, matindi ang panggigipit na mandaya. Pero makikita sa gayong mga sitwasyon na mahalaga ang reputasyon sa pagiging tapat.

Kuning halimbawa si Bill, isang kontratista na nalugi ang negosyo nang humina ang real estate sa Estados Unidos. Sinabi niya: "Nabankrupt ang marami sa malalaki naming kostumer na libu-libong dolyar ang utang sa amin. Nang parang wala na kaming kapag-a-pag-asa, lumapit ako sa isang kakompetensiya para itanong kung puwede nila kaming bigyan ng trabaho. Pagkaraan lang ng dalawang araw, inalok nila ako ng trabaho pati ang karamihan sa mga empleyado ko. Sinabi nila sa akin na kilalang-kilala ako sa mahusay na serbisyo at sa pagiging tapat."



# Pagiging Tapat - Nagdudulot ng Tunay na Tagumpay

**Paano kung hindi ka na kontento sa basta pagkita ng pera at pagbili ng kinakailangang mga bagay? Paano kung ito na ang nagiging pangunahin sa buhay mo?**

Ang pagkita ng pera ay bahagi ng buhay. May pananagutan tayo sa Diyos na maglaan para sa ating sarili at sa ating pamilya. Pero paano kung hindi ka na kontento sa basta pagkita ng pera at pagbili ng kinakailangang mga bagay? Paano kung ito na ang nagiging pangunahin sa buhay mo? Kung ganiyan ang isa, mas madali siyang matukso na gumawa ng pandaraya. Baka sa bandang huli na lang niya makita na hindi iyon nagdudulot ng tunay na tagumpay. Bukod diyan, gaya ng sinabi ng kasulatan, ang pag-ibig sa pera ay sanhi ng maraming kirot. Pag-isipan ang karanasan ng apat na indibiduwal na nagsasabing ang tagumpay ay higit pa sa basta pagkakaroon ng kayamanan.

### Paggalang sa Sarili

“Mga ilang taon na ang nakalilipas, ininterbyu ko ang isang potensyal na kliyente na gustong kumuha ng life insurance na milyun-milyong dolyar ang benepisyo. Libu-libong dolyar sana ang komisyon ko. Sinabi niya sa akin na kukuha siya ng insurance kung hahatian ko siya sa komisyon. Ang hinihiling niya ay hindi lang madaya kundi illegal din, at sinabi ko iyon sa kaniya.

“Sinubukan kong mangatuwiran sa kaniya. Itinanong ko kung magbibigay ba siya ng personal at pinansiyal na impormasyon, na puro kompidensyal, sa isang taong hindi tapat. Inulit ko

sa kaniya ang paninindigan ko at sinabing kontakin niya ako kung gusto niyang ako ang maging ahente niya. Hindi na siya tumawag.

“Kung pumayag ako sa alok niya, nasira ang katapatan ko pati na ang paggalang ko sa sarili. At naging alipin pa ako ng isang tao na nagturo sa akin na mandaya.” Don, U.S.A.

### Kapayapaan ng Isip

Gaya ng nabanggit sa unang artikulo, sinuhulan si Danny ng malaking halaga para magsinungaling tungkol sa kakayahan ng isang pabrika na potensiyal nilang supplier. Ano ang ginawa niya?

“Pinasalamatan ko ang manedyer sa pagti-treat niya sa akin sa hapunan at saka ko isinauli ang sobreng may pera. Nagbaka-sakali pa rin siya at sinabi na kung aaprobahan namin ang kanilang pabrika, dadagdagan pa niya iyon. Tumanggi ako.

“Kung tinanggap ko ang suhol, malamang na lagi akong takot na mabisto. Nalaman din ng boss ko ang tungkol sa insidenteng iyon. Masayang-masaya ako na hindi ako nandaya. Naalala ko tuloy ang sinabi ng kasulatan: ‘Ang nagtitipon ng di-tapat na pakinabang ay nagdadala ng sumpa sa kaniyang sariling sambahayan, ngunit ang napopoot sa mga kaloob [o suhol] ang siyang mananatiling buhay.’ –Danny, Hong Kong

### Kaligayahan sa Pamilya

“May sarili akong construction business. Marami akong oportunidad na mandaya ng kostumer o makaiwas sa pagbabayad ng buwis. Pero ako at ang pamilya ko ay nakikinabang sa determinasyon kong maging tapat.

“Sangkot sa pagiging tapat ang buong buhay ng isa, hindi lang ang trabaho o negosyo. Kapag alam mong hindi lalabagin ng iyong asawa ang mga pamantayan ng Diyos sa katapatan, mas malaki ang tiwala mo sa kaniya. Panatag ang iyong asawa dahil alam niya na palagi kang tapat.

“Kahit ikaw ang may-ari ng pinakamalaking kompanya sa daigdig, hindi mo magagamit ang pera mo para lunasan ang mga problema sa pamilya. Bilang isang Saksi ni Jehova, nakikita kong ang pagsunod sa mga simulain ng kasulatan ay nakakatulong para makapanatiling balanse. May panahon akong mag-enjoy kasama ang pamilya ko, at hindi ko kailangang makipagsabayan sa daigdig na ito na kontrolado ng pera at kasakiman.” –Durwin, U.S.A.

### Malapit ng Kaugnayan sa Diyos

“Ako ang tagabili ng mga suplay ng kompanya naming. Kung minsan, sinasabi ng mga ahente na sa halip na ibigay sa kompanya ang buong discount, poporsiyentuhan na lang nila ako mula sa halaga na bibilhin namin. Pero pagnanakaw na rin iyon sa kompanya.

“Katamtaman lang ang suweldo ko, at kailangan ko ang dagdag na kita. Pero wala nang hihigit pa sa pagkakaroon ng malinis na budhi at mabuting katayuan sa harap ng Diyos. Kaya sa bawat transaksiyon, sinusunod ko ang simulain ng kasulatan: ‘Nais naming gumawi nang matapat sa lahat ng bagay.’” –Raquel, Pilipinas.



**Sangkot sa pagiging tapat ang buong buhay ng isa, hindi lang ang trabaho o negosyo**

(Mula sa magasing Gumising!, Watchtower Bible & Tract Society, Philippines)




# Career in the Travel & Tourism Industry

Travel and Tourism is a growing industry, and one of the consequences of its continuing growth is the ever increasing range of job opportunities and career prospects for well qualified and motivated people. One of the most prestigious and high paying jobs in the current global scenario is Travel industry job among any industries. Many people avoid the traditional career options and choose to pursue a career in travel industry, because of ample growth and development opportunities in this industry

Travel agent career professionals consistently help people plan family vacations, corporate trips, cruises, international travel, and specialty tours such as adventure vacations. Overall, a travel agent career professional can help consumers plan the most appropriate travel arrangements for their needs also with travel jobs there are awards, incentives, and additional benefits such as free travel, sizeable discounts, opportunities to experience different cultures and the opportunity to see the world to name a few. Regardless of the specific career you choose within the industry, options available to you are many and limited only by your imagination so what are you waiting for?

ICSA travel and tourism course can help you learn more about an exciting travel industry career The course will give you the skills and experience that employers are looking for, and will help you to understand the principles essential for successful in travel industry.

ICSA affiliated travel agent school VIASNIC California USA provides travel agent training that could be your first step in getting one of many interesting travel and tourism jobs. The travel agent training could lead to a job with a corporation, Airlines, travel agencies, or even a work from home job as online travel agent!

Travel agent training provide in-depth on a number of topics, including: Travel agent career opportunities / Ticketing Counter Staff / Corporate group travel / International versus domestic travel / Hotels, cars, boat and rail travel / Ticketing Consultant / World Geography for the travel professional / Fare Auditor / Airline Reservation / Back office / Documentation Consultant / Tour Operator / After gaining relevant experience can start your own business. With such a wide range of career paths available course study could cover a number of things.

VIASNIC California is the pioneer online ticketing institute in USA, offering worldwide online travel agent training courses, in active Global Distribution Systems, or GDS, which is also popularly known as CRS, or computerized reservation systems of the world.

These online, onsite and classroom Training Programs are available in Amadeus, or Galileo active global distribution systems, or GDS of the world. An aspiring candidate can now select from either of Amadeus or Galileo. Training is provided, in simulated computer-based training environment, get yourself trained, and enhance your job prospects in the travel industry, and work confidently in either an airlines office, or a travel agency, or a travel related BPO office as, a Reservations, and e-Ticketing Agent.

So go ahead enroll today in cost effective travel course and have a fruitful career in the travel industry. Make use of the various avenues available to you today and the travel industry is definitely worth the effort! This is your big chance to turn your passion into a lifetime career option. The aspirants learn about the method of booking and reserving tickets for scheduled flights, Hotel, Car Reservation booking, Airport Ground handling through the modules. They will also learn the skill of guiding the customer in planning their itinerary and making other necessary arrangements for the travel.

Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng ICSA Computer Institute. Dito kayo magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman ninyo kung papano patakbuhin ang sariling negosyo. Ang ICSA Computer Institute ay matatagpuan sa 8th floor, Panasonic Tower, Maliya, Kuwait. For more information, tawag lang sa 22467301, 22403408, 99302850, 96621592. Ang kanilang website: www.icsa.us




# Kwentong Kapuso: Si Inday at si Juan, Sino Sila?

Si Juan at si Inday, sino sila? Mga pangunahing tauhan na ating kinagigiliwan sa mga Pinoy jokes.

Siya si Inday a.k.a DH, caregiver, nanny, katulong, chamber maid, o ano pang tawag natin sa kanila. Nangibang bansa sila upang matulungan ang pamilya nila na unang prioridad nila bakit andito sila ngayon sa ibat ibang bansa: Hong Kong, Singapore, Taiwan, Malaysia, Qatar, KSA, UAE, Jordan Lebanon, at kung saan saan pa. Si Inday nag-abroad upang mabigyan ang pamilya ng magandang buhay, gumastos ng malaking halaga makaalis lang, umutang sa mga kamag-anak para may pambayad sa placement fee. Nang makaalis, marami sa kanila ang kalbaryo din ang inabot dito sa ibang bansa,18 o 24 oras na nagtratrabaho sa bahay saan man ang trabaho nila, minsan di sila pinapakain, di sinasahuran at minsan may mga minamaltrato pa ng kanilang mga dayuhang amo.

Tinitiis nila lahat yan para lang daw sa pamilya. Minsan tinatakasan ang mahigpit na amo, manyakis na amo, at kung anu-ano pa. Sila'y mga Pinay na walang day off, nasa bahay lang, nakakulong pa at minsan pinagsasarhan pa sila ng pintuan. Pero lahat yan ay tinitiis nila upang maibsan ang kahirapan ng kani kanilang mga pamilya. Pero minsan di na nila kaya ang ginagawa ng mga amo nila kaya kailangan nilang takasan ang mahigpit at manyakis na amo nila.

Minsan sinuswerte sila pero minsan no choice talaga. Siya si Inday minsan mataas ang pangarap minsan naman hanggang doon na lang, basta ang sinasabi niya "Para sa pamilya ko ito, anuman ang mangyari tiis lang."

Buhay at pag-ibig ni Inday, marami pa naman sa kanila ang may asawa na, marami din ang single pa pero minsan mas marami na sa kanila ang niloloko ng ating mga kalahi at ibang lahi, minsan natuto silang magsinungaling para lang makalabas, minsan tumatakas pa sila makipagkita lang sa mga bf nila. Di rin kasi mawala sa kanila ang uri ng ganitong buhay...Si Inday laging bigo sa pag-ibig dahil minsan mas mahal nya ang trabaho nya at pamilya na una sa prioridad nya dito sa ibang bansa.

Si Juan Dela Cruz or Juan a.k.a. builder, welder, messenger, driver, gardener at kung anu ano pa. Gaya ni Inday dahil din sa pamilya kaya nangibang bansa sila, iniwan ang pamilya upang mabigyan din ng magandang buhay sila.
Sa trabaho, meron 8 oras at 16 oras pa, minsan walang tulugan, walang kainan at pagod pa. Lahat yan tinitiis ni Juan dahil may ambisyon din siya na makaahon sa kahirapang ang iniwang pamilya. Si Juan minsan napapahamak, andiyan na minsan nakikipag-away siya sa mga kasamahan din nyang dayuhan, minsan napapahamak pa sila dahil na rin sa ugaling Pinoy, mainitin ang ulo nila, minsan pati amo nila kaaway na nila. Pero si Juan hardworking yan kaya gusto sila ng ibang amo dahil ang trabaho ay isinasaisip nila. Ayaw nilang magkamali. Pero si Juan minsan naman ay ikakapahamak din ang inisip dito sa bansang kinalalagyan nila, imbes na huwag gawin lalo na bawal, yun pa ang ginagawa nila, sila'y nagsusugal at nag-iinom pa. Kawawang Juan sa kulungan ang nabagsakan, marami sa kanila ngaun ang nasa kulungan. Yan si din si Juan,gagawin ang lahat para sa pamilya kaya andito sa ibang bansa matupad lang ang ambisyon nila.
Si Juan at Inday, pangunahing karakter sa mga Pinoy jokes pero kung tutuusin heto andito sila sa ibang bansa nagpapakahirap, tinitiis ang pagod at puyat para lang maiahon sa kahirapan ang naiwang pamilya sa Pilipinas.

Proud to be Inday at Juan. (Meneses Ching)




















KPCCenter Commencement Exercises for Basic Massage Theraphy / Arabic Language / Islamic Culture Studies Batch 18











Field Trip to the Kuwait Heritage Museum
by Sis. Mariam Anuario









Hala Febrair Cultural Exhibit
by Sis. Um Ismael Elisea Vallado

Ni Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section
KPCCenter, Kuwait



# Lesson 43

| Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|
| As- shuhoor (pl) Mga buwan/ As –shahr (s) Buwan sa kalendaryo | الشهور – الشهر ( التقويم الهجرى) |
| Muharam | محرم |
| Safar | صفر |
| Rabiul– awal | ربيع الأَوَل |
| Rabiuthani | ربيع الثانى |
| Jamadal– ula | جمادى الأولى |
| Jamadathaniyah | جمادى الثانية |
| Rajab | رجب |
| Sha'ban | شعبان |
| Ramadhan | رمضان |
| Shawwal | شوّال |
| Dhulqaadah | ذوالقعدة |
| Dhulhijjah | ذوالحجة |

***Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter,*** 24712574 ***or*** 24756796 ***extentions*** 116 ***sa mga babae, at*** 102 ***sa mga lalaki.***

# MAGTAWANAN TAYO





(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com

BF: sunduin kita mamaya, bubusina nalang ako kapag nasa harap na ako ng bahay nyo.
GF: ok cge anong dala mong sasakyan?
BF: wala busina lang he he he

LOLO: Gino, paabot nga ng kape ko.
APO: ‘lo, Gina po.
LOLO: Gino, paabot nga ng kutchara.
APO: ‘lo, Gina po.
LOLO: Hoy Gino! Tigil-tigilan mo yang kabaklaan mo ha!

Sa telepono
SIR: “Hello Inday, si sir mo to, nabangga kotse ko & I need cash!”
INDAY: “Aru, dugo-dugo gang ka no?”
SIR: “Hindi a! Si sir mo talaga to!”
INDAY: “Hallo! ang tawag sa kin ni sir…kapkeyk…”

Isang YAYA umiiyak
ATE: O, bakit ka umiiyak?
YAYA: Kasi ate ang dami kong pimples!
ATE: Eh bakit ka ba tinitighiyawat?
YAYA: Kasi po di ako makatulog sa gabi.
ATE: O, bakit ka di makatulog?
YAYA: Kasi po may pinoproblema ako…
ATE: Ano naman ang pinoproblema mo?”
YAYA: ang dami ko ngang pimples!

BOY: Mahal na mahal kita, lumindol man o bumagyo, harangin man ako sibat, pupunta pa din ako sa inyo!
GIRL: Bakit wala ka kahapon?
BOY: uhm, ano kasi eh.. umambon..

BATA: (Nagdarasal) Lord, si Jose Rizal na lang sana ang pumatay kay Magellan. Amen.
(narinig ng tatay)
AMA: Bakit naman Hijo?
BATA: Yun po kasi sagot ko sa test.

BELLA: ano ba work ni john sa office na pinapasukan niya?
TINTIN: wag kang tatawa ha..janitor lang siya
BELLA: ay marangal naman pala.. bagay na bagay pa sa pangalang niyang “johnny torres” for short “johnny-tor”

NANAY: Bobo ka talaga! 1 to 10 lang di mo kayang bilangin?
ANAK: Mas bobo si tatay nay, kasi narinig ko minsan sabi, “inday, hanggang tatlo lang kaya ko.”

ANAK : Ma, Mahirap po bang MABUNTIS ?
MAMA : Oo ! Lalo na sa isang BAKLAng katulad mo!

GWAPO: Hey Miss? May boyfriend ka na ba?
GIRL: (*kinilig, nag-blush*) Hmm.. wala pa e. Bakit?
GWAPO: Hahaha, buti pa ako meron na!!

BATA: Mamang pulis, saan po papuntang ospital?
PULIS: Dyan ka lang sa gitna ng kalye. Mamaya nasa ospital ka na.!
BATA: Ay, ganon!?

TEACHER: Ano ang sagot sa bugtong na ito, “Ayan na, ayan na, hindi mo pa makita!”
JUAN: Mam, “Tanga?!”

**Dear Kuya Eddie,**
Isang gabing umuulan, galing ako sa loob ng banyo at lumabas na tuwalya lang ang saplot. Pagpasok ko sa kwarto naupo ako sa bangko at humarap sa salamin. Pumasok din si itay at ni-lock ang pinto. Lumapit siya sa akin at hinaplos ang aking mukha. Pagmulat ko maganda na ako. Marunong palang mag make-up si itay. Umamin siya sa akin sa isa siyang bading. Maganda na ako, mas lalo akong magugustuhan ng aking boyfriend.
Nagmamahal, **Junior**

# Iba't Ibang Luto ng Manok

Ni Sister Um Ismael Elisea Vallado

**BARBEKYUNG MANOK**

**MGA SANGKAP**:

1 kilong pitso ng manok
¼ tasa ng toyo
½ tasa ng pulot
4 kutsarang pulang asukal
1 kutsarita ng paminta
2 kutsara ng dinikdik na bawang
1 tasa ng 7-up o coke

**PARAAN NG PAGLULUTO:**

1. Ibabad ang manok sa mga sangkap nang magdamag.
2. Ihawin sa baga habang pinapahiarn ng pinagbabaran.

**BARBEKYUNG PAA NG MANOK**

**MGA SANGKAP:**

12 paa ng manok
1 latang tomato sauce
1 kutsarang suka
1 kutsaritang Worcestershire sauce



1 kutsaritang asin
2 kutsarang salad oil

**PARAAN NG PAGLULUTO:**

1. Ilagay sa parilya o grill ang mga paa ng manok.
2. Pagsamahin ang mga sangkap. Ipahid sa mga paa ng manok.
3. Lutuin hanggang lumambot, mga 45 minuto, maya't maya'y pinapahiran ng salsa at binabaligtad.

(Source: Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc.)

PICTURE Old map the Philippines and the Moluccas.

Ust. Abubaidah Eskael Salud Satol - Ministry of Information, Kuwait

Part-VI

# Ang Mindanao Bago Ang Islam

Ang Islam ay maayos na naitatag sa panahon na ito sa Visayas at Luzon, at na-impluwensyahan nito ang mga grupo ng mga katutubo mula sa kalagitnaan ng Luzon na ngayon ay tinatawag na Manila, Cavite at Tondo, ilang siglo bago maitatag ang kapangyarihan at kaharian nina Rajah Lakandula ng Cavite, Rajah Sulaiman ng Manila at Rajah Matanda ng Tondo, hanggang sa malayong hilaga ng isla.

Ang Jolo, na matatagpuan sa timog-silangang tuktok ng Mindanao, ay naging sentro ng malawakang ugnayan ng kalakalan mula Java sa kanluran, China sa hilaga, at ang sultanada ng Mindanao ay pulitikal na nauugnay sa mga estadong Islamiko sa Borneo hanggang Moluccas. Sa maraming panahon, ang Kaharian ng Sulu ay naging higit na makapangyarihan sa malaking bahagi ng Pilipinas at sa Borneo. Ang relasyong pulitikal at ekonomiko ay pinaniniwalaang nagpatuloy nang matagal, kahit sa mga panahon ng Kastila noong ika-labing anim na siglo. Dumating ang mga Kastila noong 1527, ngunit hindi nila nasakop ang buong isla. Ang katotohanan ay dumating ang mga Arabong misyunaryo at mangangalakal sa kanlurang Mindanao at sa mga isla ng Sulu, ilang siglo bago dumating ang mga Kastila, kaya ang Islam at ang sistemang Sultanate ay unang naitatag sa rehiyun.

Sa Luzon at Visayas, ang tanging nakontrol ng mga Kastila ay ang mga animista at mga katutubong uri ng pamunuan. Ang mga ninuno natin noon ay nakipaglaban hanggang sa kanilang huling hininga. Sa Mindanao, tanging ang hilagang baybayin at sa lungsod ng Zamboanga lamang naitatag ng mga Kastila ang kanilang kapangyarihang kolonyalismo. Naitatag ang Port Pilar at nagkaroon ng impluwensya sa ilang mga katutubo. Ang kanilang wikang Chabacano ay hango sa mga salitang Kastila, bagaman ang lugar ay napalibutan naman ng komunidad ng mga Muslim.

Ust. Mohammad F. Sumaway

# Ang Iyong Pananamit

Ang pananamit [o kasuutan] ay isa sa mga di-mabilang na pagpapala ng Dakilang Allah sa mga tao. Batay sa sinabi ng Allah: {O mga anak ni Adan, katiyakan na Aming ibinaba sa inyo ang saplot upang takpan ang inyong mga maseselang bahagi ng katawan at bilang palamuti; nguni't ang saplot ng taqwa o takot sa Allah – iyan ang pinakamabuti. Iyan ay kabilang sa mga ayaat ng Allah, upang sakali sila ay makaalala}. (Qur'an 7: 26)

Tungkol sa kasuutan ng isang Muslim, nararapat na pagtuunang pansin ang maganda, maayos at malinis na pananamit, lalung-lalo na sa kanyang pakikipag-ugnayan o pakikiharap sa mga tao, at sa pagsasagawa ng kanyang Salaah. Batay sa sinabi ng Allah: {O mga anak ni Adan, magsuot kayo ng palamuti o maayos na damit sa pagtungo, sa bawa't masjid na inyong pagdarasalan}. (Qur'an 7: 31) Katotohanang, bilang Batas, itinagubilin ng Allah sa tao na siya ay dapat mag-ayos o magpaganda ng kanyang kasuutan, sapagka't ito ay kabilang sa paglalarawan at palatandaan ng mga biyaya ng Allah. Ang Allah ay nagsabi: {Sabihin mo [O Muhammad]: Sino ba ang nagbabawal sa palamuti ng Allah, na Kanyang ipinasusuot para sa Kanyang mga alipin, at sa mga mabubuting bagay na nagmula sa panustos? Sabihin: "Ang mga ito ay para sa mga naniniwala sa makamundong buhay, at natatangi para sa kanila sa Araw ng Pagkabuhay na Muli." Ganyan Namin ipinaliliwanag sa masusing paraan ang ayaat o mga tanda] para sa mga taong nakaaalam}. (Qur'an 7: 32)

## Ang Pananamit ay Nagbibigay ng Maraming Bilang ng Mabuting Layunin.

Una, tinatakpan nito ang ilan sa mga partikular na bahagi sa katawan ng tao mula sa paningin ng mga tao, sa pamamagitan ng pagsunod sa pamantayan ng kahinhinan.

Batay sa sinabi ng Allah: {O mga anak ni Adan, katiyakan na Aming ibinaba sa inyo ang saplot upang ikubli ang inyong mga maseselang bahagi ng katawan at bilang palamuti}. (Qur'an 7: 26). Pangalawa, pinangangalagaan nito ang katawan ng tao laban sa init, lamig at kapinsalaan, sapagka't ang lamig at init ay bunga ng pabagu-bago ng hangin, at ang kapinsalaan naman ay pag-aabuso sa katawan ng tao. Ang Allah ay nagsabi tungkol sa kabutihan ng kasuutan: {… at Kanyang ginawa para sa inyo ang mga kasuutan upang pangalagaan kayo laban sa init at ginawa rin ang mga kasuutang baluti o kutamaya upang pangalagaan kayo mula sa inyong mga kaaway sa panahon ng digmaan. Kaya, ganyan Niya ginagawang ganap ang Kanyang pagpapala sa inyo upang sakali kayo ay tumalima sa Kanyang kautusan}. (Qur'an 16: 81)

(Ang Gabay Para sa Bagong Muslim, p. 184185-, by Fahd Salem Omer Bahammam, Riyadh, 1433H)














# The Wonder Land of Soc



Socotra is a small archipelago of four islands in the Indian Ocean. The largest island, also called Socotra, is about 95% of the landmass of the archipelago. The island is very isolated and through the process of speciation, a third of its plant life is found nowhere else on the planet. It has been described as the most alien-looking place on Earth. Two hundred twenty miles across the Arabian Sea from the rest of troubled Yemen, Socotra was once a legendary place at the edge of maps of the known world. For sailors it was fearsome, with dangerous shoals, ferocious storms, and residents who were believed to control winds and turn ships toward shore for capture and plunder. Today Socotra's rich biological diversity brings new








# otra





explorers, who hope to learn its secrets before the modern world changes it forever. The umbrella-shaped "blood tree," the cucumber tree, giant succulent tree, different kinds of birds, spiders, bats and cats have the only habitat on Socotra. The island measures 132 kilometres (82 mi) in length and 49.7 kilometres (30.9 mi) in width. Socotra is part of the Republic of Yemen.

In the notes to his translation of the Periplus, G.W.B. Huntingford remarks that the name Suqotra is not Greek in origin, but from the Sanskrit dvīpa(Skt. "island") sukhadhara ("supporting, or providing bliss"). Another probable origin of the name is the Arabic "Suq" meaning "market" and "qotra" meaning "dripping frankincense"



Believe It Or Not!
By Ullessis Abaya

# Divine Confusion

Most Christians today believe that the gospels of the New Testament present an essentially accurate account of the life of Jesus Christ, the 'only-begotten Son of God', who was born of a virgin, wandered Galilee as a preacher and miracle-worker at the start of the 1st century, died on a cross to redeem the sins of mankind, and then rose from the dead three days later and ascended into heaven. However, the four gospels contain such glaring inconsistencies and contradictions that they are clearly not reliable historical reports. So if they are the 'word of God', then God must be terribly confused!

The Gospels of Matthew and Luke go to great lengths to show that Jesus is descended from the line of David, as the promised messiah must be according to Jewish beliefs. But apart from agreeing that Jesus was fathered by Joseph, the two genealogies bear no resemblance to each other at all; Matthew lists 28 generations and Luke 43. Furthermore, their relevance is unclear since the authors of the two gospels also say that Jesus was born of a virgin who was impregnated by the Holy Spirit. (The Holy Spirit was traditionally regarded as feminine. Hence the wry comment made in the apocryphal Gospel of Philip (25): 'some said "Mary conceived by the holy spirit." They are in error. . . . When did a woman ever conceive by a woman?') The Gospels of Mark and John, by contrast, make no mention of Jesus' family descent or the virgin birth.

Matthew tells us that Jesus was born during the reign of King Herod, who died in 4 BCE (before common era). But Luke states that Jesus was about 30 in the 15th year of Tiberius' reign, implying that he was born in 2 BCE, i.e. after Herod's death. He then contradicts himself by stating that John the Baptist and Jesus were miraculously conceived six months apart in the reign of Herod, but that Jesus was born at the time of the census of Quirinius, which took place in 6 CE (common era), thereby creating the miracle of a ten-year pregnancy!

The Gospels of Mark and John do not contain any nativity story, while the nativity stories given by Matthew and Luke have nothing in common except the names of Jesus' parents and the location of his birth in Bethlehem. John however says that Jesus is from Galilee and that the Jews rejected him

**The four gospels contain such glaring inconsistencies and contradictions that they are clearly not reliable historical reports**



because he was not from Bethlehem. Only Matthew mentions the guiding star, the three wise men and Herod's murder of all the infant boys in Bethlehem, while only Luke mentions the Roman census, the appearance of angels to the shepherds tending their flocks (in the winter?!) and the shepherds' visit to Jesus.

Matthew says that Joseph and Mary lived in Bethlehem, while Luke says that they lived in Nazareth. Matthew says that they fled to Egypt immediately after Jesus' birth and then went to Nazareth when Herod died, while Luke says they remained in Bethlehem following Jesus' birth so that he could be presented in the temple of Jerusalem eight days later. Only Luke mentions Jesus' amazing exhibition of learning in the temple at the age of 12.

The scene where Jesus drives the traders and moneychangers out of the temple is placed at the beginning of John's narrative but at the end of Matthew's. Mark has Jesus teaching only in the area of Galilee and not in Judea, and only travelling the 70 miles to Jerusalem once, at the end of his life. Luke, however, portrays Jesus as teaching equally in Galilee and Judea, while John's Jesus preaches mainly in Jerusalem and makes only occasional visits to Galilee. There are major discrepancies regarding the names of the disciples. According to Mark, Matthew and Luke (the synoptic gospels), Peter, James and John are Jesus' closest followers. In John's gospel, however, Peter plays only a minor role and James and John are not even mentioned, but there is mention of Nathaniel and Nicodemus, who make no appearance in the other three gospels.

Even the events surrounding the all-important crucifixion are not uniformly recorded by the gospels. Matthew and Mark say that Jesus was both tried and sentenced by the Jewish priests of the Sanhedrin, Luke says that Jesus was tried by the Sanhedrin but not sentenced by them, while according to John, Jesus did not appear before




**Even the events surrounding the all-important crucifixion are not uniformly recorded by the gospels.**

the Sanhedrin at all. Jesus then goes to his death by crucifixion – yet Paul and Peter say he was 'hanged on a tree' (Galatians 3:13, Acts 5:30, 10:39). John places Jesus' death on the eve of the Passover, whereas the other gospels place it on the following day. The story of a centurion piercing Jesus' side with a spear is found only in John's Gospel. The gospels give three versions of Jesus' last words: 'My God, my God, why hast thou forsaken me?' (Matthew and Mark); 'Father, into thy hands I commit my spirit!' (Luke); and 'I thirst. . . . It is finished' (John).

In John's Gospel there is only one woman visitor to Jesus' tomb, in Matthew there are two, and in Mark three, while Luke writes of numerous women had who had followed Jesus from Galilee. According to Mark, when the three women disciples found the empty tomb they saw a young man in a white robe inside, while Luke relates that 'two men in dazzling apparel' suddenly appeared. Matthew, however, paints a far more dramatic picture: And behold, there was a great earthquake; for an angel of the Lord descended from heaven and came and rolled back the stone, and sat upon it. His appearance was like lightning, his raiment white as snow. (28:2)

In Matthew the resurrected Jesus appears to his disciples in Galilee, where they have been sent by divine decree. According to Luke and the Acts of the Apostles, on the other hand, the risen Jesus appeared in and around Jerusalem, and according to Acts the disciples were expressly forbidden to leave Jerusalem. The earliest versions of Mark's Gospel end with the fear of the women at their discovery of the empty tomb (16:8). The 'long ending' in which the risen Jesus appears to his disciples, was added later but is now included in nearly all editions of the New Testament. The last chapter of John's Gospel, containing Jesus' post-resurrection appearances, is also a later addition. Luke's Gospel is the only one to include an appearance in Jerusalem in which Jesus convinces his disciples that he is not a mere phantom by inviting them to handle his flesh and bones and by eating a piece of broiled fish!

Matthew and John ignore the ascension of Jesus. Luke mentions it only in one brief verse, a sort of postscript not found in some manuscripts, and it receives an equally cursory mention in the verses later added to Mark's Gospel. Luke places the ascension on the day of the resurrection, and Acts 40 days after (1:3). During his ministry, Jesus repeatedly predicts that the apocalyptic Last Judgment will occur within the lifetime of some of his contemporaries, but nearly 2000 years later the Second Coming has still not occurred, though some fundamentalists continue to proclaim – rather optimistically – that 'the end is near'!

(DavidPratt.info)

